# Imprenta at Librería ni J. Martinez

*Plaza Moraga 34-36, Calderón de la Barca 108 at Estroude 7.-Binundók.*

## Ipinagbibilí sa LIBRERIANG itó ang mga sumusunod na aklát sa wikàng tagalog:

Búhay ni Aladino
» » Alejandre at D. Luis
» » Almanzor
» » Arturo, Lauro at Rosalio
» » Amáng si Jesús
» » Abecidario
» » Adan at ni Eva
» » Baldovino
» » Beatriz
» » Beata María
» » Bernardo Carpio
» » Bertong laseng
» » Blanca Flor
» » Babaying Samaritana
» » Cabayong Tabla
» » Celira
» » Conde Urbano
» » Cricelda
» » Dama Inés
» » Diluvio Universal
» » D.ª Marcela
» » D.ª María sa Alias
» » Doce Pares
» » Dr. José Rizal
» » Dr. José Burgos
» » D. Diego at D.ª Juana
» » Doncella Teodora
» » Edmundo
» » Eliseo at ni Feliza
» » Eliseo at Hortensio
» » Esopo
» » Emilio
» » Felizardo
» » Fieles Amantes
» » Florante at Laura
» » Florentina
» » Floriño
» » Gonzalo de Córdova
» » Gunlás
» » Graciano at ni Gaudencio
» » Huaran ng calinisan ng puri
» » Haring Asuero
» » » Calabaza
» » » Saúl at David
» » » Salomón
» » Ibong Adarná
» » Isabela
» » Jacobina
» » Jaime del Prado
» » José Vendidó

Búhay ni José Flores
» » Juan Bachiller
» » Juan at María
» » Juan Patay.
» » Juan Tiñoso
» » Juan Tamad
» » Juan Labuyo
» » Julieta at Romeo
» » Leopoldo
» » Ludovico
» » Landás na tuntunin
» » Ligaya sa Langit at Mundo
» » Manrique
» » María Merced
» » Mártir de Gólgota
» » Ntra. Sra. de Antipolo
» » Perpetua
» » Pantinople
» » Príncipe Gimeno
» » » Orontis
» » » Iguidio
» » » Oliveros
» » Pitóng Infantes de Lara
» » Proceso
» » Plus-Santorum 3 pangcat
» » Poncio Pilato
» » Reina Mora
» » Rodolfo
» » Rodrigo de Villas
S. Isidrong Magsasacá
» S. Francisco de Sales
» » Santa Ana
» » » Eulalia
» » » Regina
» » Sigesmundo
» » Sofía, Teresa at Maura
» » Sagrada Misa
» » Santong si Moisés
» » Santa Elena
» » Sueño del Amor (comedia)
» » Tablante de Ricamonte
» » Tatlóng Número
» » Tatlong Personas
» » Tomás at María
» » Totoo at Sinungaling
» » Uliran ng Cabaitan
» » Urbana at ni Feliza
» » Villarba
» » Vivencio at Teofila

M20

# ANG CAHAPIS HAPIS NA BUHAY NANG DALAUANG MAG AMÁ

## NA PINANGYARIHAN SA REINONG ESPAÑA

## NA SI JUAN ANAC

IPINAGBILI ANG CATAUAN
SA ISANG [illegible] IPALIBING
LAMANG ANG AMANG
NAMATAY



# ANG CAHAPIS-HAPIS NA BÚHAY

NANG

# DALAUANG MAG-AMA

NA PINANGYARIHAN SA REINONG ESPAÑA

**NA SI JUAN ANÁC,**

IPINAGBILÍ ANG CATAUÁN NIYÁ SA ISÁNG MERCADER IPALIBING LAMANG ANG AMÁNG NAMATÁY.




MAYNILA, 1918.

IMPRENTA, LIBRERIA AT PAPELERIA

NI

J. MARTINEZ

34-36 P. Moraga, 108 P. Calderón at 253 Cabildo, Intramuros

TELÉFONOS 5005 y 3283



# SA MAG-SISIBASA

*Cayóng nagnánasa na ibig bumatid*
*nitóng nacayanan na tinuláng auit,*
*pahigtán ang púla sa púring icapit*
*dagdagan ang labo,t, culañgan ang linis.*

*Di co hañgad namang inyong payamanin*
*ang dahóp at salát at culang sa lining,*
*itong calacaran na nacaya namin*
*cun hindi man gustó ay huag baguhin.*

*Ang camunting isip siyang pinuhunan*
*cun ito'i masira dapat manghinayang,*
*lalong lalo nañga sa mag-sisihirám*
*matapos basahin ipagtatapunan.*

*Maanong mangyaring isaloob nila*
*ang gusto,i, matapos canilang pagbasa,*
*dito sa may ari isaoli pagdaca*
*nang di cainipan auit na quinuha.*

*Ang bagay na itó sinabi co lamang*
*huag naman ninyong ipagcagalitan,*
*ñgayón ang pamanhic sa nag-sisitanghál*
*Dios ang gumanti ang siyang iyalay.*



# PÚNO NANG SALITA

SA isang maláuac na hindi mataróc
linusuga,i, cahit dili natatalós,
sa puring pag-asa nitong aquing loob
nangahás sumisid ang isip cong capós.
Pagca,t, nagnánasa sa mundo ng yaman
sa capoua tauo magcaroong dangál,
ang camunting isip siyang pinuhunan
at upáng masapit aco,i, maquinabang.
Isáng nag-iibig nang maraming puri
ang pinupuhunan di munti,t, malaqui,
nguni,t, cun capusin hindi mangyayari
ang casasapitan ang mangungulugui
Itó nga ang siyang caparis camuc-há
ibig magca-fama cun caya tumulá,
cun hindi masayod ang isasalitá
pilit cacapitan nang maraming pula.
Sa isang condado nang reinong España
may isang pulubing bauo sa asaua,
nguni at may anác na iisá-isá
pitóng taóng edad na nag-eescuela.
Ang mag-amáng itó mahirap ang buhay
sabihin pa baga ang cadalitaan,
na caya cumain niyaóng caorasán
cun siya,i, mangaling lumibot nang bayan.

Sapagca,t, ugali cay Servandong loob
lilibot sa bayan at nagpapalimós,
sa sino mang tauo,i, siya ay dudulog
magmamaca-aua at luluhog luhog.
Ito,i, siyang gaua sa lahat nang arao
talaga nang Dios na iquinabubuhay,
ang munting maquitang mapagpalimusán
dalauang mag-amá,i, ipinagpapasar.
Nguni,t, itóng anác na iisa-isa
pinapag-aaral doon sa escuela,
pagtugtóg nang oras nang pagreretira
ang bata,i, ooui sa bahay pagdaca.
Madalás na gauin nang bata ay gayón
ito,i, naglalaro cun macapaglisyon
sa tabí nang bahay at lilim nang cahoy
siya,i, lalapitan nang maraming ibon.
Ang ibong piadosa ang unang magsusulit
nang ganitong sabi Jua,i, catitiis,
nitong cahirapang di sucat maisip
may arao rin namang icao,i, mabibihis.
Lalapit din naman itong golandrina
na halos may luha ang dalauang matá,
dalá niyang habag ipinaquiquita
dito sa cay Juan ganito ang badyá.
Oh Juan aniyang quinulang nang layao
nang calinga,t, ampón nang ináng namatay,
ang caralitaa,i, iyong pagtiisan
at bibihising ca nang Dios na mahal,
Ibong pelicano siyang magbabadyá
nang ganitong turing o Juan aniya,
sa lahat nang dusa icao cababatá
sa Dios na Poón ay catatauag ca.

Cun mapagtamanan ang ganitong hirap
ay panununtan ca nang magandang palad,
sa arao na hulí iyong matatatap
ang bihis sa iyó nang Dios na hayág.
May nangusap doon na malaquing ibon
Juan ay huag cang maniuala ngayon,
sa lahat nang sabi na sa iyo,i, sumbong
di nilá talastas lacad nang panahón.
Cun may carampatang magagauá muna
humanap ng dapat sucat iguinhaua,
huag nang magtiis nang sáquit at dusa
layao nang catauan siyang hanapin na.
Ang lahat nang itó na ipinagsulit
niyaong mga ibon cay Juang diningig,
hindi mapaghulo nang caniyang bait
yaong tinuran nang caniyang auit.
Mahanga,i, aniya ay aquing sabihin
ang lahat ng itó cay amáng pagdating,
di caguinsa-guinsa,i, natanauang tambing
ang caniyang amáng sa bayan ay galing.
Sinalubong nanga nang batang si Juan
amáng nagpalimos sa loob nang bayan,
sacá yaong bitbit munting cabuhayan
siya nang nagdalá na hangang sa bahay.
Dalauang mag-amá nang sila,i, mapanhic
sa amá nag-uica ang anác na ibig,
mangyaring dinguin po ang ipagsusulit
hunihan nang ibon na aquing naringíg.
Ang sabi sa aquin nang pagsasaliuan
na tinatauag pa ang aquing pangalan,
ang lahat nang hirap cusang pagtiisán
at bibihisin dao niyaong calangitan.

Isa namang ibon na lubhang malaqui
cahuli-hulihang ganitó ang sabi,
sa pagdsralita,i, huag manatili
humanap nang layao yaón ang mabuti.
Nagtacá ang amá sa sabi nang anác
aniya,i, bunsó co anó ang pahayág,
diyata,i, may ibon na nacaca usap
ang sabi,i, icao panununtang palad.
At saca ibon din ang siyang nagbadyá
huag nang managal sa ganitong dusa,
at ang hanapin mo ang iguiguinhaua
saan caya natin bunsó maquiquita.
Culang paniuala yaring aquing isip
sa iyong balita na ipinagrulit,
na hangang hindi co ito naririnig
sa huni nang ibon parang ina-auit.
Ang sagót sa amá nang batang si Juan
maniuala ca po at yaon ay tunay,
cun ini-ibig mong sila,i, mapaquingan
sa paglalaró co sa tabi nang bahay.
Cun gayón ang sagót nang ama sa anác
ang ating pagcain capagca-naganap,
ca-taon na naman sa Arao na sicat
yaong cainitan parang lumilipas.
Madali,t, salita yaring pagtuturing
dalauang mag-amá ay nang macacain,
nanaog sa lupa ang anác na guilio
ang amá ay caguiat sumunod na tambing.
Parang susubucan ang sa ibong huni
ayon sa cay Juan na ipinagsabi,
cahit lumapit hindi manatili
cay Servando,i, ibig ibon ay mahuli.

Na hangang lumubog ang sicat ni Febo
ay uala isa man na nagpatotoo,
sa sabing tinangap nitong si Servando
caya,t, ualang sucat na maisip itó.
Ano,i, nang sumapit ang quinabucasan
anác sa escuela ay pinapag-aral,
at siya,i, gayon din lumacad pagcuan
at magpapalimos sa loob ng bayan.
Ang na pa sa bayan, bayaan co muna
at ang sabihin co ang na sa escueala,
matapos ang lección ay nangag retira
ito ang ugali mula pa nang una.
Ang batang si Juan nang maoui sa bahay
agad itinago ang pinag-aaralan,
nanaog naglaró sa tabi nang bahay
at doon sa lilim niyong cacahuyan.
Siya,i, naglalaró cahit nag-iisa
uala namang sucat maguing pangalaua,
di caalam alam nangag-silapit na
yaong manga ibon cay Juang naquita.
May dalá sa tucá tig-isang bulaclac
sa caniya ay tunay na iguinagauad,
nguni,t, di parejo iba,t, ibang rosas
na di nagca-ayon ang dalang calidad.
Ang ibong piadosa ang unang nagbigáy
nang dalang bulaclac na azúl ang culay,
parang halimbaua na sa caniyang búhay
dito sa panahón dalang cahirapan.
Ibong golandrina naman ang naghain
nang isang sampagang celestreng itim,
pagca,t, ang cay Juan namang mararating
ang hapis na ualang sucat macahambing.

Ibong pelicano ang naghain naman
ang dalá sa tucá ay maputing rosal,
capagca-natapos ang hapis ni Juan
ay ang hahalili,i, tuá hangang búhay.
Ang ibong malaquí ang bucód na lamang
mapuláng sampaga ang hain cay Juan,
ang cahalimbaua nito,t, catuturan
hanaping mapilit ang sa mundong layao.
Ito,i, para-parang cay Juang quinuha
na handóg nang ibon na manga sampaga,
at ang minagaling sa sarili niya
pagdating nang amá ito,i, ipaquita.
Ng nasa candungan ang tanang bulaclac
sa canilang bahay ay siya,i, umaquiat,
sa isang bandeja doon inilatag
ang bigay nang ibon na mabangong rosas.
Doon sa bintana ay tumanao siya
na maca sacali na dumarating na,
ang napa sa bayan na caniyang amá
gumanap nang sucat na macain nila.
Ano pa,t, ang arao ay úlong tapát
ang amá,i, dumating tumauag sa anác,
ang sagót nang bunso amá icao,i, maquiat
masdan mo ang aquing iniiuing rosas.
Yaong manga ibon ang siyang may bigay
ito rao ang aquing siyang paglaroan,
ang nacacatulad nito at cabagay
ang mapagsasapit nitong aquing búhay.
Ang sagót nang amá sa anác na irog
diyata,t, ang ibon ang siyang naghandóg
óo, po, ang uica sa anác na sagót
cun pag-isipin co may tua,t, may lunos.

Amá,i, nag-uica sa anác na mahal
bunso co aniya ngayon ay paquingan,
maca di mo batíd tanang cahulugan
nang manga bulaclac na sa ibong bigay.

Ang bagay na iyan ay iyong tantoin
pagca,t, di mo talós aquing sasabihin,
cun may cahirapan ang sino ma,t, alin
ay ipasalamat sa mag-Ináng Vírgen.

Gayon din naman ang tauong may hapis
sa sarili niya cun siyang sumapit,
hindi carampatang ipaghinanaquit
cun di ipasalamat sa Dios sa langit.

Ang hirap at sáquit cun mapagtitiisan
nang tauo sa mundo ng sino,t, alin man,
cun tapat ang loob sa Dios na mahal
siya,i, bibihisin tuang ualang hangan.

Yayamang tantó mo ang bagay na itó
abatá na bunsó at cumain tayo,
sa munting naquita ngayón ay magsalo
sa ating dalaua ito,i, maghuhustó.

Sumunód din naman ang anác na liyag
palibhasa,i, bata cumain ang hangad,
anopa,t, sa gayón dumaan ang oras
quinamtan ang gracia nang Dios na hayág.

Sa gayón ng gayón ang canilang búhay
cun sila,i, humapon di mag-aalmusal,
nguni at ang anac niyang minamahal
ay pinipilit ding pinapag-aaral.

Sa habang panahón nang caralitaan
dumating ang taning nang Dios na mahal,
dito cay Servando ang caniyang búhay
padadalhang saquít pilit mamamatáy.

Di co pag-aanhin ang pobreng matanda
dinapoan saquít capagdaca,i, biglá
hininga,i, pumulás hindi naapula
naulilang lubós itong pobreng bata.
Namatáy ang amá,i, di anong gagauin
itong abang bata,i, anóng mararating,
cun di umiyac at tumingin-tingin
at doon sa bangcay ay sumiping-siping.
Ang taghóy ng anác sa amáng namatáy
ay amáng amá co na mapagpalayao,
amáng nagcandili mulá nang mabuhay
dini sa bunsó mo baquit at linisan.
Dili aquing amá aco ang habilin
ni ináng namatáy esposa mong guilio,
calinga mo,i, huag sa aquin ay ualín
palayao sa anác siyang ihahain.
Baquit mo iniuan acóng nag-iisa
sa hirap at sáquit pinapangulila,
sino pa ang aquing tatauaging amá
at sino pa ngayong mag-aala-ala.
Dili po cun icao sa baya,i, paroroon
magmamacaaua sa tanang may roon,
at ang ala-ala,i, sa anác na bugtong
sa pag-aaral co ay maca magutom.
Itó at madla pang manga panambitan
uala naman siyang sucat patunguhan,
na dapat maaua sa amáng namatáy
na ilibing baga magcahabag bilang.
Nang matatanghali ay ang naisipan
tinacpan nang baníg ang sa amáng bangcay
ang tica nang loob luluas sa bayan
minamasdan niya ang dapat dulugan.

Lumacad na siya,t, nagtuloy sa hagdán
Dios co aniyang macapangyarihan,
mangyaring itulot yaong lalapitan
na cun alin pintó aquing papasucan.
Nang anyo na siyang acma sa pag-alis
nagbalic na biglá,t, sa amá,i, lumapit,
ay amáng amá co ang ipinagsulit
laqui baga nitong bigay mong pasaquit.
Binucsan ang taquip na naghihimutóc
saan ca iiuan nang aquing paglibot,
tunghayán mo amá anác mong may lunos
lilisanin quita,t, sa baya,i, papasoc.
Paalam na amá ang bunsó mong guilio
aco,i, aalis na,t, quita,i, lilisanin,
malilisan quita at ang hahanapin
may habag sa iyo na magpapalibing.
Paalam, paalam, amáng ini-ibig
ang cabutong anác ngayon ay aalis,
ihahabiling ca sa hihigang sahíg
magsisilbing tanod ang taquip na banig.
Tinacpán na naman ang bangcay ng amá
hindi na maampat ang luha sa matá,
at saca nang anyong aalis na siya
sabay ang himutóc, paalam na amá.
Nang na sa hagdanan ticang mananaog
ang cahabag-habag na calong nang lunos,
ang caniyang paa,i, hindi maiquilos
at napipiguilan nang paghihingapós
Nagbalic na naman sa bangcay ng amá
aniya ay palad laqui nitong dusa,
pamanang habilin sa anác na sintá
at dili itulot na malasin quita.

At hindi pumayag yaring aquing dibdib
iuan cang mag-isa nang aquing pag-ilis,
cun di ang buhay mo nagpaunang tiquis
dili ang bunsó mo uala namang hapis.
Ngayon ng matulóy yaring aquing hangad
sa iyong hihigan quita,i, ilalagac,
at doon sa bayan aco ay hahanap
maglibing sa iyo na magdalang habag.
Aco,i, aalís na, amá ay paalam
at ipagbibili ang aquing catauan,
ang magpapalibing na sino,t, alin man
aco ay alipin hangang nabubuhay.
Lumacad na siyang di naghantóng-hantóng
hapis, dusa at sáquit, ang nacacalong,
cun caya sa bayan siya,i, nacatulóy
ang caralitaan ang cusang nagtabóy.
Sa loob nang ciudad nang siya,i, dumating
ang caniyang puso ay babáling baling,
lalacad nang munti,t, magtitingin-tingin
saca magdudurong milí nang alipin.
Cun itó,i, mauica,i, lalacad na naman
malalaquing bahay siyang tatapatan,
doon magtatauag nang ganitong saysay
sino ang bibilí sa aquing catauan.
Ang lahat nang tauo siya,i, minamalas
na napapahanga nitong pagtatauag,
sa caniyang matá,i, hindi na-aampat
ang agos nang luhang nagcacanlalaglag.
Lalacad na naman na babaling-baling
paglayó nang munti sandaling titiguil,
saca magtatauag milí nang alipin
ipinagduduro ang catauan co rin.

Naringig nang isang guinoong mayaman,
tinauag ang bata,t, pinaqui-usapan,
ang lacong alipin ngayon ay nasaan
ipinagduduro baquit di mo taglay.

Ang sagót nang bata guinoong butihin
aliping laco co,i, ang catauan co rin,
ang sa aquing amá,i, macapagpalibing
hangang buháy aco ay aalipinin.

Sagót nang mercader ay saan naroon
bangcay nang amá mo na ipababaon,
lacad abata na at quita,i, paroon
at mamintacasi nang macacatulong.

Mercader lumacad casama si Juan
ang bangcay nang amá,i, siyang pinarunan,
at tuloy nagdala niyong casangcapan
na ipasusuot sa naroong patáy.

Ano,i, nang dumating ang bunying mercader
maquita ang lagay nang ipalilibing,
hindi na binalac yaong gagastahin
halos iná-ubos ang yamang inangquin.

Sabihin pa baga ang pagcacagasta
nang bunying mercader doo,i, ualang tasa,
ang bayad sa libing at sampong sa misa
at saca sa bahay ito,i, nag-función pa.

Ano,i, sa matapos ang guinauang libing
at nagsi-oui na ang tanang piguing,
ang bata,i, tinauag nang bunying mercader
sila,i, nagsariling nag-usap nang lihim.

Bunso co aniya ang minamatapat
sa anyong alipin di ca itutulad,
ang ninasa co,i, parahing cang anác
galing sa puso co,t, sa cataua,i, nulás.

Ang sagót nang bata di nga po icao
bahala sa aquin balang calooban,
na cun pahintulot nang Dios na mahal
macabayad naua loob mong patanao.
Cun gayon aniya tugon nang mercader
ang aquing hicayat ang iyóng susundin,
sa anác na tunay quita,i, paparahing
parang isang bungang sa cataua,i, supling.
Caya guiniguilio ngayo,i, aba tayo
lisanin mo ngayon malumbay na cubo,
at doon mag-alio sa tatahanan mo
ang lahat nang hapis nang manao sa iyo.
Ang batang si Juan naman ay sumunód
dito sa mercader sa anyayang handog,
nguni at malaqui ang lumbay nang loob
dahil sa namatáy amáng ini-irog.
Madali,t, salita nang sila,i, dumating
tatahanang bagong bahay nang mercader,
ang sabi cay Juan na ipinagturing
yaring na sa loob ang siya mong sundin.
Anác co aniya aco ay sundin mo
mag-aral ca bunsong masoc sa estudio,
sa aua nang Dios cun icao matuto
upang matimaua ang pagcabuhay mo.
Di nga po salamat ang cay Juang turing
sa pag-aaral co,i, iyong aacain,
ang loob nang inyong patanao sa aquin
cahit macabayad aco,i, may utang din.
Ipinasoc na nga siya nang mercader
sa padreng maestro ay ipinagbilin,
ito pong anác co na guiniguilio
dinala sa iyo papag-aaralin.

Sa anomang balang maguing caculangan
tungcól nang caniyang dito,i, pag-aaral,
ang lahat nang yaon aquing babayaran
na hangang matuto ang anác cong mahal.
Ang sagót nang padre cun gayôn aniyá
ang anác mong ibig ngayo,i, iuan mo na
bahala ay acó naman sa caniya
ang mercader naman ay napaalam na.
Tinuruan na nga nang mahal na padre
ang batang si Juan bagong estudiante,
nguni ang maestro ang tua,i, malaqui
cay Juang paquitang loob na mabuti.
Malaquí ang lugód nang padre sa caniya
niyaong pag-aaral cay Juang naquita,
ang talas nang úlo,i, sabihin pa baga
di nalaong arao natuto pagdaca.
Sa dunong ni Juan biniguian ng grado
nang pagca-bachiller itóng filósofo,
alin mang marunong caniyang tinalo
halos nilaloan ang nagturong maestro.
Ang astrología at matemática
ito sa cay Juan ay talós na niya,
marunong man siya ay nag-aaral pa
na hangang luminis ang matemática.
Sa gayón ng gayón ng mahabang arao
ay uala nang sucat siyang pag-aralan,
ano pa nga,t, siya ang naguing hantungan
niyaong boong clase,t, cucunang uliran.
Nang sa magcagayón ang bunying bachiller
naisipan niya,i, noui sa mercader,
sa canilang bahay nang siya,i, dumating
tua nang dinatnan di sucat sabihin.

Isang paris niya na pina-aralan
pinarang anác na pinacamamahal,
lalong pinalabis ang pagpapalayao
ang dunong na túbo,i, labis sa puhunan.
Sa gayón ng gayón itó ngang bachiller
isang arao nganing ualang sucat gauin,
naisipan niya cumuha nang papel
saca sinulatan na pinacagaling.
At capagcayari doon idiniquit
sa ulunang pintó na ipinacariquit,
ang tauong sino mang magpatuloy manhic
unang tatamaan sa matáng pagtitig.
At capagcatapos umalís na siya
nag-ualang bahalang sa bahay nanhic na,
sa mercader naman ay di alumana
hindi natatalós itóng gaua niya.
Nang mahahapon nang lulubóg ang arao
ang hari,t, ang reina sa porló,i, lumulan,
sa loob nang ciudad ay magpapasial
parang pag-aalio tamlay nang catauán.
Ano pa,t, ang hari at mahal na reina
sa lamíg nang hanging sinasagap nila,
lacad ay marahan nasuliapang matá
ang sulat sa pintó ay agad binasa.
Nang ito,i, matantó ang hari,i, nagalit
ang uica,i, pihitin ang porló,i, ibalíc,
at ipatatauag ang caniyang nais
ang may gaua nitong súlat na pariquít.
Anó,i, nang dumating sa palacio real
ang hari,t, ang reina na may cagalitan,
ang isang soldado,i, tinauag pagcuan
at ipinàcaon may ari nang bahay.

Yaong nagpagauá sa pintóng letrero
ang nagpapatauag sabihin ay acó,
noon din lumacad halos tumatacbó
na nagmamadali inutusang tauo.

Di naman nalaon dumating pagcuan
doon sa mercader sinabi ang pacay,
ipinacacaon nang haring marangal
at ùusisain sulat sa pintuan.

Tacot nang mercader sabihin pa baga.
anác na bachiller ipinatauag na,
siyang pinaharap na pinapag-isá
bilang na haliling quinatauan niya.

Ang anác na bunsó,i, sumunod din naman
sa utos nang amáng pinarang magulang,
lumacad na siya na hindi naliban
sa mahal na hari humaráp pagcuan.

Ang mahal na hari ng siya ay maquita
ang bati ay gayón ang tanóng sa caniya,
mabunying bachiller diyata nga bagá
na iyo ang sulat sa pintó,i, nabasa.

Oo, pó, ang sagót nang bunying bachiller
yao,i, aquing sulat hindi mapupuing,
pilit maquiquita anomang hanapin
cun pang-gugugulan nang salapi namin.

Diyata,t, totoó ang sa haring badyá
anomang hanapin pilit maquiquita,
nang salapí ninyó, na capag guinastá
sagót nang bachiller yao,i, ualang sala.

Ang uica nang hari cun gayon aniya
ay iyong hanapin anác cong princesa,
cun sa tatlóng arao ay hindi maquita
ulo mo,i, capalit sa guitna nang plaza.

Nguni at cun ito,i, iyong masundoan
sa tulot sa iyo na taning na arao,
ay ualang pagsalang iyong macacamtan
icao sa princesa ay ipacacasal.

Sagót nang bachiller sa haring marangal
ay hindi lalalo ang icatlóng arao,
cun gayon ang uica sa haring tinuran
mumulan ang taning sa quinabucasan.

Napaalam nanga ang bunying bachiller
sa caniyang bahay ay omouing tambing,
pagpanhic sa hagdan ang ipinagturing
uica sa alila,i, hayo at ngayon din.

Icao ay humanap nang manga platero
higuit sa sandaan ang tauaguin mo
at dito sa bahay ipagsama mo
may ipagagaua sa canila acó.

Alila,i, noon din agad naparoon
palibhasa,i, utos nitong panginoon,
sa paglacad niya,i, hindi nalaon
yaong hinahanap ay agad nasumpong.

Ipinagsama na ang manga platero
nitong inutusan sa harap ng amo,
sa bachiller naman ang sabi,i, ganito
aco ay igaua isang guintóng carro.

At doon sa loob ay may isang silla
sa isa catauo,i, uupang talaga,
na may artificiong hindi maquiquita
diringuin ang higuing tunóg nang música.

May tabernáculong doo,i, malalagay
sa tapat nang silla na aquing uupan,
may manga pamiting nangag galao-galao
bordado,t, brocales iba,t ibang cúlay.

Ang lahat nang itó purong guintong lantay
na macabubulag sa matáng tatanghal,
piliting yariin sa dalauang arao
cahima,t, magcano,i, aquing babayaran.

Ang manga platerong caniyang causap
dito sa bachiller pauang nag sitangap,
minulan na rito nang naroon lahat
pagtúnao nang guinto iba,i, naglalapat.

Magcabi-cabila dito ay pucpucan
iba,i, pumapait iba,i, naghihinang,
anopa,t, ang tauo dili magcamayao
carro,i, yayariin sa dalauang arao.

Sabihin pa baga ang lacas nang pilac
sa maghapong yao,i, pinag-lapat-lapat,
tanang gumagaua,i, hindi nagpupucnat
at nilalamay pa sa boong magdamag.

Anopa,t, nayari yaóng guintong carro
sa dalauang arao nang manga platero,
ang sillang uupan may tabernáculo
at saca sa loob mayroong músico.

Ang lagay nang carro ay catua-tuá
hindi tuturingan na gaua sa lupa,
sino mang tumingin doo,i, mahahanga
at ang uiuicain sa langit nagmula.

Ang nag-galao-galao na manga pamitin·
sa mabiglang dapo nang simoy nang hangin
calansing nang tunóg ang nacacahambing
instrumento manding nangag-salio-salio.

Ang tanang brocales iba,t, ibang culay
sampóng alumbradong dito,i, nalalagay,
cun ito,i, abutin nang sicat nang Arao
cahit ang sino man hindi matitigan.

Ang catacá-tacá yaong artificio
hindi naquiquita nang alin ma,t, sino,
hilahi,t, isulong itong guintong carro
pauang tumutugtóg ang manga músico.
Malaqui ang tuá nang bunying bachiller
sa pagauang carro ualang macahambing,
ang mg̃a platero,i, binayarang tambing
at pinalabisan sa usap na taning.
At siya,i, sa carro ay doon lumulan
ipinahila nang parang tiniticman,
ang tanang músicong hindi natitingnan
doo,i, paraparang nangagtutugtugan.
Ano,i, nang maquita ang ganitong yari
ay agad na siyang sa bahay omoui,
sa alila nila siya,i, sumanguni
ngayon din aniya icao,i, magmaralí.
Aco,i, itauag mo nang isang catauo
talagang hihila nitong aquing carro,
siya,i, uupahan cahima,t, magcano
nitong pagparoon namin sa palacio.
Madali,t, salita nang quinabucasan
na taning nang hari na icatlong arao,
bachiller na Juan gumayac pagcuan
sa loob nang carro ay siya,i, lumulan.
Hindi naalaman nang maraming tauo
ang pagsilid niya sa loob nang carro,
liban ang hihila na isa catauo
sinanguni niya na maguing catrato.
Ang canilang usap pinagcayarian
cun sila,i, dumating palaciong harapan,
doon hihilahin ipagbabalican
huag na dadalhin sa iba pang daan.

Gayon ang usap na nayari nila
ang pinto nang carro,i, sinarhan pagdaca,
ang cahanga-hanga dito na hinila
músico,i, tumugtog hindi naquiquita.
At ang maraanan nang carrong mariquit
ang sino mang doo,i, pauang naligalig,
sapagca,t, uala pa silang namamasid
nang carictang gayon ualang macaparis.
Saca cun tamaan ang sicat nang arao
ang manga pamiting nangag-galao-galao,
sa ihip nang hangin at guiniray-guiray
instrumento manding nangag sasaliuan.
Sabihin pa baga ang sa tauong asal
mariquit na carro,i, canilang sinundan,
na hangang sa tapat nang palacio real
ang plaza,i, napuno nang nagsisi-tanghal.
Sa ganitong ugong nanungao ang hari
nang maquita niya,i, humanga ang budhi,
ang diquit na ito,i, ualang caugali
caya,t, napilitang siya,i, nagtibari.
Ganito ang sabi sa mahal na reina
esposa cong casi halica aniya,
at sa ganitong carro ngayo,i, manood ca
cailan man ay di co ito naquiquita.
Lumapit din naman ang asauang ibig
sa mahal na hari at saca nagsulit,
alin baga yaong di mo nasisilip
na hiuagang sadyá pang-ulo nang diquit.
Na ito,t, tingnang mo ang sa haring sagót
isang carrong guinto sa langit nanaog,
nungao sa bintana ang asauang irog
maquita ang carro,i, humanga ang loob.

Baquit ang isa pang nagauang paraan
nitong humihila nang gayong carictan,
hilahi,t, isulong doon sa lansangan
sa tapat nang balcón nang palacio real.
Sa tuing quilusin itong guintong carro
nangag quinang-quinang yaong alumbrado,
sampo nang brocales manga esmaltado
nangag sasaliuan ang manga músico.
Sa gayong carictan reina,i, nabighani
nangusap nang gayon sa mahal na hari
esposo aniya di baga mahingi
dito sa palacio,i, ipanhic sandali,
Doon sa may ari nang cauili-uili
na maca-sacaling ibig ipagbili,
ang sagot nang hari sa asauang casi
dito sa may dala ay ipagsasabi.
Ang mahal na hari pagdaca,i, nangusap
ganito ang turing guinoóng marilag,
dito sa palacio cun maguiguing dapat
mariquit na carro,i, sandaling iaquiat.
Sagot nang tinanong sinong susuay
sa naguiguing pita nang haring marangal
ang nasabing carro,i, dinala pagcuan
sa guitna nang salas doon inilagay.
Nang naroon na ang reina,i, nangusap
dito sa may dala ganito ang saad,
maca ang nasa mo ngayong hinahangad
na bayaran co na nang maraming pilac.
Hindi po sa gayon ang sagot sa reina,
ualang pagyayarihan ipagbili siya,
ang tugón nang hari dito sa may dala
di baga mangyaring maiuan mo muna.

Na pag-aliuang co dito sa palacio
mamayá ay cunin, como a las cuatro,
itóng catiuala nama,i, napa oó
palibhasa,i, siyang sapacatan itó.

Napaalam na nga sa mahal na hari
itóng napalagay na parang may ari,
ang lagay nang Arao oras nang tanghali
sa tinatahanan pagdaca,i, omouí.

Itóng napaalam bayaan na natin
ang hari at reina siyang sasabihin,
sa malaquing tuá nang puso,t, panimdim
ay nacalimutan canilang pagcain.

Nag-uica ang reina sa asauang liyag
mahanga,i, dalhin mo sa canitang anác,
at nang siya naman ay dayuhing galác
sa lihim na cuartong hindi nababatyág.

Ang hari sumunód sa gayóng pasiya
sa cuarto ay tambing dinalá pagdaca
anác sumalubong nang ito,i, maquita
ang carro,i, inagao sa camáy nang amá.

Ang uica nang hari sa anác na hirang
itó sa may ari ay aquing hiniram,
dinalá sa iyó nang mapag laroan
at mamayang hapon ay pagbabalican.

Paalam na aco,t, maiiuan quita
ang pintó nang cuarto agad isinara,
ang carro,i, naiuan sa bunying princesa
malaqui ang tuang ualang macapara.

Hilahi,t, isulong ang carrong marangal
ang manga músico,i, nangag-tutugtugan,
loob nang princesa,i, nagcacamamanghan
itóng tumutugtóg ay hindi matingnan.

Nguni,t, sa bachiller nang matantó niya
ang mahal na hari (uala sa bodega),
sa quinalalaguian lumabas pagdaca
at doon lumuhód, harap nang princesa.

Namangha ang loob nitong linuhuran
sa carro,i, lumabas ang abang si Juan,
sa samo,t, pagdaing naguing casagutan
baquit mo dinaya ang haring marangal.

Sagót nang bachiller nagmamaca-aua
ang ganitong bagay di co ninanasa,
humanap sa isang paris mong daquila
ito,i, pagsunód co nang sa haring uica.

Dahilan sa sulat na aquing paraan
na sa aming pintó ay ipinalagay,
nang ito,i, mabasa nang haring marangal
sa aqui,i, guinamit yaong cagalitan.

Dahil sa letrerong aquing nalining
na cahima,t, anong sucat paghanapin,
hindi mauauala ito,i, malilining
pilit maquiquita nang salapi namin.

Caya ang guinaua nang amá mong mahal
cusang itinago ang iyong carictán,
at aco,i, tinauag na pinagbilinan
quita,i, paghanapin na sa tatlóng arao.

Sa ganitóng taning cun di ca maquita
búhay co,i, capalít sa guitna nang plaza,
nguni,t, cun palaring masundoan quita
pangaco, ay icao,i, maguiguing asaua.

Ang ganitóng dahil yayamang tanto mo
habág ay ilauit dini sa buhay co,
ngayo,i, marapating pagcalooban mo
nang icaquilala nang haring poong co.

Natiguil ang loob nang bunying princesa
dito sa naringig na sabi at badyá,
at saca ang púso,i, inacay nang sinta
sa taglay ni Juan na ayos at ganda.
Cahit umi-ibig ipinaglilihim
dito sa lumuhog ganito ang turing,
ang hinihingi mo,i, hindi maaamin
at dili itulot nang púso,t, panimdim.
Diyata nga bagá ang sagót ni Juan
matamis na sa iyó maalís ang buhay,
sumunod sa utos cahit camatayan
hangad niyaring dibdib díquit mo ay camtan.
Namnamin mo nauá ang ganitóng hirap
pinuhuna,i, búhay dahil sa pagliyag,
at uala na namang súcat na ilunas
liban ang sa iyong mahalagang lingap.
Ang sagót cay Juan ng bunying princesa
óo bibiguian ca nang icaquilala,
nang hari cong poon na aco,i, naquita
dapua,t, hindi mo maguiguing asaua.
Sapagca,t, ang iyo na haing pagliyag
ang atáy co,t, púso ay ayao tumangap,
malayo sa aquin iyang hinahangad
ang sáquit nang sinta,i, malaguian cong lunas.
Cun ang iyong búhay siyang ala-ala
pangaco sa iyo,i, matitimaua na,
sapagca,t, sa utos nang hari cong amá
nasunód mo,t, acó ay iyong naquita.
Ang sagót ni Juan anhin co ang búhay
tumira sa mundo cun uala ring daan,
ang aquing pag-ibig na ini-aalay
sa harap ng aquing langit ang catimbang.

Mabuhay man aco,i, uala ring halaga
cun mamamatay rin ugát nang pagsinta,
na cahit malipol sanglibong hininga
pag-ibig ay huag maualay sa matá.
Ang isang pag-irog na galing sa púso
ang pinupuhunan ang magandang súyo,
nagmamaca-aua at isinasamo
sa may carampatang sa dusa,i, humango.
Ngayon ang buhay co,i, di aquin at iyo
ang nasa,i, igauad ang camatayan co,
at di co na hangad mabuhay sa mundo
cun di mararapat yáring pag-ibig co.
Acóng nacaluhód ngayo,i, naghihintay
igauad sa aquin yaong camatayan,
huag di sa iyo mangaling na lamang
quiquilanling langit niyaring catauohan.
Ang bunying princesa ay napapatiguil
uala naman siyang sucat dahilanin,
sa haying pag-irog nang bunying bachiller
nguni at sumagót nang ganitong turing.
Oó, tinatangap ang haying pagsinta
nguni,t, di co talós ang loob ni amá,
at sa catunayan niyaring pagbabadyá
na acó ay iyó ang singsing co,i, cuha.
Abutín ang aquing bilang catunayan
sa iyo,i, pag-ibig hindi malilisan,
cun sa aquing amá itó ay matingnan
tatamuhing pilit ang capangacoan.
Tinangap ni Juan ang sa dusang bihis
gauad nang caniyang inaasang langit,
sa harap nang sinta,i, sa luhod nagtindig
ganito ang uica na ipinagsulit.

Yayaman aniya aquing paraluman
ngayo,i, tinangap co pandugtong ng búhay,
aco sa diquit mo ay napa-aalam
at maca ang hari aco,i, maabutan.

Sumilid na siya sa loob nang carro
ang tua nang puso,i, hindi magcatoto,
gayón ang princesang may sintang totoó
nabihag nang dunong nitong filósofo.

Di caguinsa-guinsa ay dumating naman
ang mahal na hari pintó ay binucsan,
ang anác na ibig nang caniyang datnan
carro,i, hinihila pinaglalaroan.

Bunsó ay sucat na ang uica nang hari
ngayón ay dapat na ang carro,i, isaolí,
daratin na ngayon tunay na may ari
mabuti,i, ilabas sa bodega ngani.

Ipinayag naman nang bunying princesa
ang carro,i, malabas doon sa bodega,
palibhasa yaon ay hindi canila
at hiniram lamang doon sa may dala.

Dinala nang hari sa palacio real
anác na princesa ay doon naiuan,
sa loob ng cuartong quinatatagoan
ang acala niya,i, ualang nacamalay.

Sa real palacio nang naroroon na
ang carrong nangaling sa anác na sinta,
ang tauo sa loob siyang paglabas na
sa haring harapán lumuhód pagdaca.

Uica nang bachiller ngayo,i, natupád co
ang ina-uutos nang haring poon co,
ipinahahanap princesang anác mo
loób nang bodega,i, doon naquita co.

At sa catunayan niyaring itinuring
narito po,t, bigay ang caniyang singsing,
sa mahal na hari ay inihahain
quilanling mabuti sa anác mo,i, galing.
Namangha ang hari sa ganitong badyá
anác co ay baquit na napalamara,
dili iba,t, aco ang siyang may dalá
dito sa bachiller doon sa bodega.
Di co natatantó ang carro,i, may lamán
sa diquít na itó aco,i, malalangán,
di anong gagauin aquing pagtiisan
nguni,t, ang anác co,i, di ipacacasal.
Uica sa bachiller hayo,t, magtindig ca
may catotohanan ang sabi mo,t, badyá,
anomang hanapin pilit maquiquita
capag ang salapí ang siyang guinastá.
Uica nang bachiller sa haring marangal
ang naguing pangaco aquing hinihintay,
ang pinacatubo sa puhunang búhay
sa bunying princesa acó,i, ipacasál.
Ang sagót nang hari, óo, maghintay ca
aquing tatanungin ang bunying princesa,
at maca sacaling aayao pa siya
ay uuraliang siya,i, sumunód na.
Sagót nang bachiller sa haring marangal
ay hindi gayón ang yaring usapan,
sa ayao at ibig ay ang carampatan
tupdin ang pangacong sa aqui,i, icasál.
Ang mahal na hari di macapag-uica
dito sa bachiller nang pagsasalitá,
ang ipinangaco,i, hindi masisira
cun magtalicuás cacapitang púla.

Ang sagót na lamang nang haring butihin
dito sa causap na bunying bachiller,
ilang arao lamang ating palipasin
cayo,i, icacasal nang anác cong guilio.
Sagót nang causap baquit ililiban
nang mahal na hari itong pagcacasal,
diua,i, humahanap nang maguiguing daan
nang di icatupad nang nayaring tipan.
Ang aquing talastas cun sa manga hari
ang naipangaco hindi mababaui,
gayón din sa hatol cahit lico,t, mali
ay susundin pilit at ualang pahindi.
Saca icao naman daquilang monarca
ang matitiualag sa camuc-ha niya,
ang naipangacong sa bibíg ay nucá
ngayo,i, lilisanin ayao tumalima.
Nguni at cun aco ang di nacasunod
nang halal sa aquin na ina-uutos,
na sa tatlong arao ninyong pahintulot
dili ang búhay co,i, pilit matatapos.
Dito sa pinulo sa aqui,i, naquita
ang pinuhunan co,i, di munting halaga,
búhay at salapi di mauaualá na
cun di co maquita ang bunying princesa.
Nang masundoan co sa pinagtagoan
ang tubós sa pagod ayao na ibigay,
ibáng manga hari ang hangad ay dangal
icao yata,i, hindi,t, bagcus capulaan.
Nguni cun gustó mo ang icasisira
ay sino sa iyo ang maca-sasansala,
cun di magdaramdam nang camunting hiyá
sa púlang sasapit at maraming uica.

Sa lahat nang itó na ipinagturing
ang mahal na hari ay napapatiguil,
ang bunying princesa tinauag noón din
at ipacacasal dito sa bachiller.

Sabihin pa baga yaong catuaan
princesa nang reino,i, siyang icacasal,
ang hari,t, ang reina ay bucód na lamang
ang canilang loob ay nanga-lulumbáy.

Dahilán sa anác maguiguing asaua,i,
ualang carangalan sucat na maquita,
di anong gagauin ang uica nang reina
icao na esposo ang siyang may sala.

Cun di ca nagalit niyong pagcabat-yag
niyaong nacadiquit na sa pintong sulat
at houag mo naman na ipinatauag
dili sasapitin ang ganitong palad.

Ang sagót nang hari sa asauang guilio
icao nga siyang dapat na sisihin,
cundi mo uinicang hiniling sa aquin
sa princesa muna sandalí cong dalhin.

Ang usapan nila,i, aquing pabayaan
nang sáquit nang loob sa anác na tunay,
ang sasabihin cong aquing pagbalican
dumating ang arao nang quinabucasan.

Sabihin pa baga ang guló nang reino
malaquí ang handa sa real palacio,
boong caguinoohan doo,i, convidado
sa arao na yao,i, nangag-salosalo

Madali,t, salitá ano,i, nang macasal
humarap sa hari,t, hahalic nang camay,
ang novio at novia ay benendicionan
na may dalang hapis canilang magulang.

Ang lahat nang cuerpo ay nangag-aalay
nang bala-babaquing sucat catuaan,
pagca,t, ang princesa siyang icacasál
ang manga músico,i, nangagsasaliuan.

Sabihin ang saya sa loob nang ciudad
sampóng taga buquid ay nanga-gagalac,
sa boong sang-reino caiba sa lahat
ang hari,t, ang reina ay may dalang sindac.

Sanhí nang canilang dalang cahapisan
asaua nang anác na naguing manugang,
hindi nagcaroon nang camunting dangál
maturing sa isang consejo nang bayan.

Totoó at siya,i, lubhang marunong
cun sa pagpapayo ay dapat maucol,
nguni,t, sa ganitong manga pagpupulong
ang caniyang lagay dili ma-aayon.

Di anóng gagauin nagcagayon nanga
acó sa caniya naman ang bahala,
macaraan lamang ang sa reinong tuá
sa catahimica,i, hindi papayapa.

Matapos ang galác nang sangcaharian
ang siyang paglabas nang ingat na búhay,
di co ma-aamin siya,i, pamanahan
nang corona,t, cetrong aquing tinatagnan.

Madali,t, salitá ay nang maganáp na
ang siyam na arao nang canilang fiesta,
tanang convidado nama,i, umouí na
dito nga naiuan bagong mag-asaua.

Mariquít mahusay ang pagsusunuran
palibhasa,i, bago silang cacacasal,
nguni at ang loob nang naturang bienan
hindi mapatali sa gabi at arao.

Sa bunying bachiller napapansin palá
ang samá ng loob nang hari,t, nang reina,
sa asauang ibig lumapit pagdaca
siya,i, napaalam nang ganitong badyá.
Aniya,i, esposang pinacamamahal
cabiyac na tunay nang aquing catauan,
pahintulutan mong aco ay maglibang
sa labas nang bayang aquing quinaguisnan.
Aquing dadalauin lúpang tinubuan
at sampó nang cúbo na aquing linac-hán,
dili malalaon tatlong arao lamang
caya ang hingi co ay pahintulutan.
Tugón nang princesa sa asauang irog
ang pinipita mo,i, mahapdi sa loob,
nguni cun gusto mo ay aquing nang tulot
babathin co cahit mamatay sa lungcót.
Ang paraang itó gaua nang bachiller
hindi sinasabi sa esposang guilio,
cun caya aalís doo,i, napapansin
ang hari,t, ang reina may gagauing lihim.
Sanhí sa caniyang dalang caabaan
na dili malayo itong pangyarihan,
ang acó ay cusang paalisang búhay
sa corona nila,i, nang hindi magtangan.
Umalís sa reino ang bunying bachiller
tinungo ang lúpang tinubuang tambing,
ang samá nang loob doo,i, aaliuín
at nang mapayapa ang dalang hilahil.
Nang siya ay naroon sa labas nang bayan
may dalauang ibon siya ay hinarang,
caniyang paglacad hindi biguiang daan
na masapit niya ang nasang paronán.

Ang dalauang ibon na ipinagturing
pagdaca,i, nangusap sa bunying bachiller,
anila,i, sandaling lacad mo,i, itiguil
at panaingahan ang ipagtuturing.

Tugon nang bachiller anong ibabadyá
lutasing madali nang aquing mataya,
sa dalauang ibon sagot sa caniyá
aming sasabihin icao,i, manainga.

Niyong unang daco di mo ba gunitá
nangyari sa iyo nang munti pang bata,
yaong mga ibong may taglay sa tucá
sarisaring rosas sucat icatouá.

Cahulugan noo,i, di ipinagsabi
na bago namatáy ang amá mong casi.
sa panahón ngayo,i, siyang mangyayari
sa pagcabuhay mo nang icao,i, lumaqui.

Tugón nang bachiller sa ibong nagsaysay
cun dilidilihin na cayo,i, pagmasdan,
tila mag-asaua iyang inyong lagay
na caya nga,t, hindi nagcacahiualay.

Oo nga ang sagót nang ibong lalaqui
tunay nga ang iyo na ipinagsabi,
nguni at ang aquin namang pasubali
gunitain mo rin sa panahong hulí.

Aco,i, may adhicang isang ihahayin
sa camahalan mo mangyaring damutin,
itong nacayanan cahit isang singsing
mahaling itulad sa amá mong guilio.

Ang singsing na iya,i, may dalang calidad
anomang hingin mo diyan ay lalabas,
susunod na bigla anomang iatas
at icamamangha nang nacamamalas.

Diyan magmumula ang iyong pagsampa
sa tronong mataas ulo,i, may corona,
caya mahalin mo itong nacacaya
at iya,i, habilin nang mahal mong amá.

Ang babaying ibon ,ay sumagót naman
ganitó ang sabing caniyang tinuran,
itong isang bagüis naua,i, pagdamutan
malac-hin sa puso,t, siyang nacayanan.

Itó ang gamitin sa lahat nang oras
ang hari sa iyó,i, cun magpapasulat,
dito,i, ang una mong icatatalastas
na sasapitin mo na magandang palad.

At saca ang lauay nariyan sa pluma
siyang magsisilbi na pinacatinta,
at sa pagsulat mo,i, iyong maquiquita
ang guintong probado ang labas ng letra.

Itong nacayanan ay pacamahalin
sa asaua,t, bienan ito,i, ipaglihim,
iyan nga ang sanglang iniuan sa aquin
iná mong namatay at sa iyo,i, dalhin.

Sa palacio naman icao ay umuí na
paquipagquitaan ang sintang asaua,
ang mahal na hari ay tatauaguin ca
ang ipasusulat ay lihim na carta.

At itong gagauin nasang calihiman
ito,i, siyang daang iyong camatayan,
nguni,t, matitiguil capagca natingnan
ang letra ng plumang guintó ang cabagay.

Caya hayo ca na at cami ay gayon
paalam sa iyo Dios ang mag-ampon,
nangag-silipad na ang dalauang ibon
ang bachiller nama,i, sa baya,i, nagtulóy.

Huag içamangha nang nangapipisan
bucás nang salita,i, nagpapatuluyan,
ang bunying bachiller ano,i, nang dumatal
ang sintang asaua agad quinamayan.
Malaqui ang tua nang casi at guilio
pagdating nang sinta ay ualang hilahil,
at saca tinanong nang ganitong turing
comusta ang lagay nang bayang inangquin.
Sagót nang bachiller sa esposang liyag
mabuti na ngayon sila,i, aliualas,
sampó pa nang aqüing tanang camag-anac
sa iyo ay madla ang pasasalamat.
Aquing titiguilan ang pag uusapan
nitong mag-asauang loob na timtiman,
ang aquing sabihin ang haring marangal
sa arao at gabi hindi mapalagay.
Iniisip niya cun anong magaling
maalis ang buhay nang bunying bachiller,
ang isina dibdib na ipinagturing
gumaua nang lalang siya,i, pasulatin.
Ang caniyang acala,i, cun na-uupo na
sa caniyang pagsulat doon sa lamesa,
capagca sumamâ ang cumpas nang letra
ay papupugutan sa guitna nang plaza.
Nguni,t, cun mabuti ang caniyang yari
sa ibang paraan doon igagaui,
sa dictamen niya cun siya,i, mamali
ang búhay noon din agad mapapaui.
Tintero at pluma,i, di co hahandaan
sucat na ang papel na pasusulatan,
capag aco rito,i, caniyang hinanapan
ay agad co siyang paalisang búhay.

Cun maisip niyang tintero,i, magdala
sampóng gagamiting panulat na pluma,
agad hahatulan nang malaquing dusa
paglibac sa aquing tinatangnang honra.

Ito nga,i, ang dapat gauing carampatan
nang agad na siyang maalisang búhay,
cun aco sacali ay mamatay-matay
corona co,i, di na siya magtatangan.

Ito ang guinaua nang hari pagdaca
ang caniyang manugang ay ipinatauag na,
noon din dumating sa harapán niya
ano po ang ibig ang ipinagbadyá.

Ang sagót nang hari ay lumicmo ca nga
at icao,i, sumulat nang ilang catagá,
pagbubutihin mong huag masisira
búhay ma-aalis na capagnalisya.

Ang bunying bachiller umupo na naman
sa mesang talaga na pagsusulatan,
ang tintero,t, pluma ay linilingapan
sucat nga ang papel doo,i, nalalagay.

Nangusap ang hari nang ganitong turing
ngayo,i, ititic mo sa nariang papel,
*hindi catuiran sa iyo,i, masalin*
*ang capangyariha,t, corona cong angquin.*

Maringig ni Juan ang pagayong badya
ay agad dinucot iningat na pluma,
sa naroong papel ay isinulat na
ay guintong probado ang labas nang letra.

Nasuliap nang hari doo,i, cumiquinang
papel nang bachiller na sinusulatan,
nagtindig na bigla sa sillang uupan
dinulog ang sulat at caniyang tiningnan.

Ang uica nang hari na ipinagbadya
tinterong guinamit ay dala mo baga,
sagót nang bachiller uala cun di pluma
binasá nang lauay at isinulat na.

Ang uica nang hari sa pagayóng anyo
aco yata iyo ngayong binibiro,
ang sagót ni Juan yao,i, totoó po
nguni,t, biroin ca,i, sa aqui,i, malayo.

Nangusap ang hari muli mong sulatan
ang nariyang papel na sa iyo,i, bigay,
ayon sa sabi mo,i, aquing pagmamasdán
ang plumang panulat babasín nang lauay.

Ngayo,i, italá mo,t, aquing ibabadyá
*di sucat manahin ang aquing corona,*
*nang isáng paris mo na tubo sa villa*
*ang angcán mo,t, hinlóg hindi maquilala.*

Ang bunying bachiller isinulat naman
ang hauac na pluma,i, binasá nang lauay,
itong guinagaua,i, paconuá lamang
sa mahal na hari ipinatatanao.

Lumitao na letra,i, para rin nang una
maningas na guintóng lumabás sa pluma,
ang uica nang hari sa sarili niya
ito,i, may iningat encanto o magia.

Sacá isinunód ngayo,i, isulat mo
*di mo mararaya ang haring paris co,*
*caya mo naquita princesang anác co*
*dinaan sa laláng nagtago sa carro.*

Isinulat din nga nang bunying bachiller
sa mahal na hari na balang sabihin,
ang lahat ng̃ letra,i, pauang nagniningning
quinasisilauan nang matáng titingin.

Ang galit nang hari doo,i, napaparam
dahil sa naquitang gaua nang manugang,
caya nga,t, gumamit nang pang hihinayang
cun ito,i, caniyang paalisang búhay.

Caya nga ang uica sa manugang niya
hayo at parunan ang iyong esposa,
at acó ay dito iuan mong mag-isa
pagca,t, may gagauin na ibang abala.

Umalis si Juan at ang pinarunan
ang tahanang cuarto nang asauang hirang,
ipagparito co sa haring naiuan
nagtuloy sa reina esposa niyang mahal.

Dalá nga ang sulat at ipinaquita
gaua nang bachiller na manugang nila,
caya nga,i, nang anyong tutunghan ng matá
uari nasilao pa ang mahal na reina.

Dito na dinayo ang caniyang loob
doon sa manugang nang munting pag-irog,
yaong casuclaman caya di nalubós
dahilán sa letra nilang napanood.

Di co pa sayuring yaong salitaan
pinag-uusapan búhay nang manugang,
ang aquing sabihin ngayo,t, pagbalican
ang ina-acala nito ngang si Juan.

Ang na-isip niya bagáng minagalíng
humingi nang torre sa caniyang singsing,
sa cuarto nang hari ay doon isiping
nang agad maquita cun siya,i, maguising.

Sa gabi ngang yaon doo,i, matayo na
maquita nang hari capagca-umaga,
at ang na sa pintong na cecentinela
pauang coroneles, mariscál ang iba.

Sa loob nang torre may pinacasalas
colgadura,t, tabing diamante at perlas,
saca ang tuntungan ay lantáy na pilac
mauaualang diua ang doo,i, magmalas.

Itó ay natayó nang madaling arao
uala cahi,t, isang doo,i, nacamalay,
palibhasa,i, gaua sa singsing na laláng
nang maumaga na,i, sa haring naguisnan.

Ang mahal na hari hindi na nacuha
ang paghihilamos at namanghá siya,
at pinag-iisip sa sarili niya
cun saan nangaling ang torreng naquita.

Inacala na nga ang doo,i, manaog
doon sa castillo at siya,i, paloob
minamasdan naman ang naroon tanod
purong coroneles ang napapanood.

Naparoon na ngang siya,i, nag-iisa
lagay nang castillo ay titingnan niya,
pumasoc sa pintó ay di alumana
nang nangag-babantay na cuerpo de guardia.

Inino nang loob ang gayong namalas
tila di quilala ang caniyang taas,
aco,i, isang hari dito,i, natatanyág
dito sa castillo ay inaring hamac.

At itong castillo di nasasacop co
pagca,t, nalalagay sa loob nang reino,
baquit di igalang ang pagca-hari co
o baca ang bantay na narito,i, bató.

Mahánga aniya,i, tauaguin si Juan
aquing ibalita ang ganitong bagay,
na maca sacali siya ang may laláng
nang matalastas co ang gagauin naman.

Dito na tinauag ang manugang niya
tulóy sinalitá ang caniyang naquita,
sampóng di pag-galang ng naroong guardia
ang pagca-hari co,i, uinalang halagá.
Sa manugang naman bagang isinagót
maca po ang bantay ay nacacatulog,
ang uica nang hari abata,t, pumasoc
nang matalastas mo ang naroong tanod.
Sumama sa hari ang bunying bachiller
mariquít na torre siyang sasadyain,
nang malalapit na,i, humiyao na tambing
yaong centinela nang ganitong turing.
Hayo na aniya,t, cayo,i, mangag-tipon
at dumarating na ating emperador,
dito nagcaguló tanang nangaroon
ipinatugtog pa ang canilang tambor.
Nangag-pila nanga ang naroong guardia
ang hari,t, si Juan siyang pagdating na,
sa tanang dinatnan ganitó ang badyá
nang canilang hari at emperador pa.
Aniya ay baquit hindi ibinigay
sa mahal na hari yaong cagalangan,
na cayóng lahat na,i, pauang nangagculang
cundangan ang cayo,i, nagcaisang tunay.
Ang sagót nang tanang naroroong guardia
huag biguian sisi,t, di namin quilala,
cami ay mayroong hari capagdaca
na iguinagalang nang haring lahat na.
Cun gayón aniya,i, inyong quilanlin
itó nga ang amá nang esposang guilio,
itó nga ang aquing bienan cun sa turing
hinahangad niya na aco,i, patayin.

Ang haring marangal doon ay nagtacá
sa lagay ni Juan emperador palá,
corona sa ulo,i, inalís pagdaca
pagca,t, siya,i, sacóp nang manugang niya.
Sila,i, nagtuluyang nanhic sa castillo
ticang manonood nang manga retrato,
ang tablang tuntungan ay pauang plateado
pamiting naglugay ay purong topacio.
At may isang mesang doo,i, nalalagay
diamanteng maquináng ang nacacabagay
at saca ang sillang talagang uupan
ay pulós na guintó na nagdiriquitan.
Saca ang damascong doo,i, nangagsabit
iba,t, ibang culay pauang mariríquit,
ano pa,t, sino mang mangahas tumitig
hahanga ang loob tatapon ang isip.
Humanga ang hari nang gayóng carictan
loob ay pinilit tumanong cay Juan,
anó bagá itong iyong cagagauán
malicmatang lic-há sa demoniong laláng.
Hindi po ang sagót nang manugang niya
at ito,i, caloob nang Dios na Amá,
ang tugón nang hari ay gauing dalí na
na maguing palacio quinalalaguian ta.
Sa oras na itó ngayón din sumipót
ang manga músicong nangagsisitugtog,
gayón din maparam castillong matayog
magcapisan dito tanáng caballeros.
Ang lahat nang itó,i, cun iyong maganáp
corona sa iyo,i, isasaling caguiat.
icao na ang siya ngayong maghahauac
na susunding hari nitong boong ciudad.

Ang sagót ni Juan sa mahal na hari
sa útos mo poco,i, di macapa-hindi,
caniyang hinugot singsing sa daliri
ang isang palacio caguiat na hiningi.
At itong castillo ay alisín naman
itó ay sa haring naguing caibigán,
ang lahat na ito,i, pauang naganapán
paraa,t, pacaná sa singsing na laláng.
Agád ngang napaui naroong castillo
at nahalinhan din, nang isang palacio,
na di namalayan nang maraming tauo
ang canilang loob parang encanto.
Sa mahal na hari hindi namalayan
quinalaguian niyang castillo,i, naparam,
at ang nahalili ay palacio real
ang caniyang púso,i, nagcacamamanghán.
At doon din naman sa canilang haráp
manga consejeros sabáy na umaquiat,
at may isang tronong doo,i, nagagayác,
di nila matatantó cun saan nagbuhat.
At gayón din naman ay nagsasaliuan
ang manga musicong hindi natitignan,
hari,t, consejeros ay natitiguilan
himaláng naquitang labis nang carictan.
Nang ito,i, maganáp nang sa haring pita
si Jua,i, nangusap nang ganitong badyá,
ang tanang narito,i, mag-utos nang iba
aco,i, alinsunod cun sa macacaya.
Ang tugón nang hari at naroong lahat
ang balang pinuló ay pauang naganáp,
sa servicio,t, pagod ngayón ay ang dapat
ang bihis na tua tamuhin nang palad.

Cahiman at sila,i, nagsasalitaan
tugtog nang músico,i, hindí nagtatahán,
ang lahat nang tauo ang isinisigao
ang bunying bachiller ngayo,i, coronahan.
Pinagcayarian nang boong consulta
Jua,i, sasalinan nang cetro,t, corona,
sa boong sang-reino,i, ipaquiquilala
na haring susundin sa reinong España.
Iguinayác nanga nang naroroong tanán
ang pagcocorona dito sa cay Juan,
saca ang esposa niyang caibigan
doon sa estrado ay inanyayahan.
Nang nauupó na ang grandes na lahat
ang mahal na hari siyang pangungusap,
icao na esposo nang guilio cong anác
sa mahal na trono ngayo,i, umaquiat.
At iyong tangapin ang capangyarihan
at sa Santa Fé ay iyong sumpaan,
sucdang icaalis nang buhay mong tangan
ang pagca- cristiano ay itatangcacal.
Ngayo,i, ipuputong corona sa úlo
narito ang cetro ngayo,i, abutín mo,
at capangyarihan nang pagca hari mo
nitóng nasasacop nang Españang reino.
Ang reinang marangal sa upo,i, nagbuhat
tagláy ang diademang lumapit sa anác,
ang uica niya ngayo,i, ilalapat
sa noó mo,t, icao ay reinang marilag.
Tuloy sumpaan mo ang pagca-binyagan
iyong itatangól sa macaca-auay,
na cahit sumabog butó mo at lamán
yaóng Santa Fe huag tatalicdán.

Nang ito,i, mauica sumagót din naman
itóng bagong hari na quinoronahan,
catauan co,t, buhay ay sinusumpaan
itong Santa Fé ay itatangcacal.

Ang esposang guilio naman ay gumaya
nangusap sa tanáng naroon nga baga,
sacdáng icaalís nang aquing hininga
dili palulupig sa campon ni Alá.

Nguni,t, nang matapos itóng pagsasaysay
ang tanang doroo,i, pauang nagsi-hiyao,
itóng haring bago mabuhay-mabuhay
at sampo nang reina na esposang mahal.

Maringig ang hiyao nang naroroong guardia
pauang sinusuhan cañón sa muralla,
matunóg na uica anila ay viva
mabuhay ang hari at sampo nang reina.

Ang ganitong tua ay hindi maampat
sa dibdib nino man ay dina macatcát,
molit-moling turing ang pasasalamat
niloob nang Dios ang haring mapalad.

Caya,t, nang matapos yaong casayahan
sa loob nang reino niyong coronahan,
ang haring matandá ay pumasoc naman
sa isang convento at doon namatáy.

Gayón din ang reinang caniyang asaua
nasoc nagpumilit na sa monasteria,
hindi na lumabas at doon tumirá
na hangang napatid ang tangang hininga.

Ng maguing hari na ang bunying bachiller
sa madlang consejo siya ay nagbilin
yaong nagpalayao na amáng mercader
caoning parunán at paparituhin.

Cayo ay magdalá nang manga carrosa
sa singsing ni Juan humingi pagdaca,
na paglululanan sa pinarang amá
músico,i, tutugtóg na di naquiquita.
Sa manga consejo,i, siyang ibinigay
ang bunying mercader doon isasacáy,
at anim na dama,i, doo,i, aalalay
cayo,i, humayo na,t, nang hindi mabalam.
Inaanyayahan ang inyóng sabihin
ang mahal na hari siyang dahilanin,
manga inutusa,i, lumacad na tambing
at pinaroonán bahay nang mercader.
Madali,t, salita nang naroon na
ang bilin nang hari sinabi pagdaca,
ang mercader nama,i, agad lumulan na
tacot maauayan nang bunying monarca.
Madali,t, salitá noo,i, nang dumating
sa real palacio ang bunying mercader,
maquita nang hari lumuhod na tambing
ang uica,i, amá aco,i, quilalanin.
Acó at di iba ang pinarang anác
pinang-gugulan mo nang maraming pilac,
cung caya nag-hari sa iyo nagbuhat
na aquing sinapit ang ganitong palad.
Una po ang Dios nang sang-sinucuban
icalauá ca po nitong cabuhayan,
sa iyong calinga magandang pagtanao
itóng pagca-hari sa iyo co utang.
Ngayo,i, hinihingi nang pinarang anác
huag pagcaitan at iyong igauad,
ang iyong bendición aquing hinahangad
dito sa nagcamit nang magandang palad.

Sa bunying mercader nang ito,i,matalós
hari na si Juan tua,i, di masayod,
ang uinica,i, bunsong iniirog-irog
icao pagpalain nang mag-Ináng Dios.

Nguni,t, ang esposang marangal na reina
lumuhód din naman cay Juan gumaya,
huminging bendición sa pinarang amá
nang caniyang casi at sintang asaua.

Di na pina-alis ang bunying mercader
doon sa palacio pinatirang tambing,
ito ang nasapit buhay na narating
nag hari si Juan, catapusa,i,

